Sa Ngalan ni Allāh, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain.

Alhamdulillāh – ang lahat ng papuri ay para kay Allāh lamang, ang Tagapaglikha ng mga langit at lupa, ang Siyang nagbigay ng Batas at Patnubay sa Kanyang mga nilikha. Sumasampalataya tayo na walang tunay na diyos na karapat-dapat sambahin kundi Siya lamang, at na si Muhammad – صلى الله عليه وسلم – ay Kanyang alipin at huling Sugo.

اللَّهُمَّ صَلِّ وَسَلِّمْ عَلَى نَبِيِّنَا مُحَمَّدٍ، وَعَلَى آلِهِ وَصَحْبِهِ أَجْمَعِين

Mga kapatid sa Islām, kayo at ako ay inaanyayahang magkaroon ng taqwā – ang takot kay Allāh at pagsunod sa Kanya sa lahat ng oras, sa lihim man o hayag. Sa isang panahon kung saan ang batas ng tao ay pinangungunahan sa ibabaw ng Batas ng Allāh, tungkulin nating alamin ang katotohanan at manatiling matatag sa pananampalataya.

Ang tashrīʿ o pagtatakda ng batas ay isang karapatan na para kay Allah lamang. Ang paggawa ng batas na taliwas sa Batas ni Allāh – ay isang napakadelikadong usapin sa Islām. Kapag ang isang tao o grupo ay gumawa ng batas na salungat sa ipinahayag ni Allāh sa Qur'ān at ipinapaliwanag sa Sunnah, siya ay nagpapanggap na tagapagbatas bukod kay Allāh. Ito ay isang uri ng pagtatambal (shirk) sa Rubūbiyyah ni Allāh at isa sa mga kadahilanan ng Kufr.

Sa buod na ito, tatalakayin natin ang mga babala ng mga ‘ulamā’ hinggil sa iba't ibang anyo ng paggawa, pagpapatupad, at pagtanggap ng batas na gawa ng tao, na salungat sa Shari‘ah ni Allāh. Hango ito sa paliwanag ng kilalang iskolar na si Shaykh Ṣāliḥ Āl ash-Shaykh – upang maging gabay sa ating pag-unawa at pag-iingat sa isa sa mga pinakamalalaking fitnah ng ating panahon.

Nawa'y bigyan tayo ni Allāh ng tamang pag-unawa at katapatan sa pagsunod sa Kanyang Batas, at ilayo tayo mula sa lahat ng uri ng pagtatambal at Kufr.

(IDOWNLOAD ANG TINUTUKOY NA VIDEO https://archive.org/download/ang-halaga-ng-pagbabasa-ng-quran-at-epekto-nito/REPLACING%20THE%20SHARIAH%20EXPLAINED%20DIFFERENT%20MANIFESTATION.mp4)

ANG IBAT IBANG ANYO NG PAGBABATAS/PAGHAHATOL AYON SA BATAS NG TAO

ITO AY ANG LITERAL NA TRANSLATION NG NASA VIDEO, AYON SA PAGPAPALIWANAG NI SHAYKH SALIH ASH-SHAYKH

"At isa sa mga paraan kung paano nagkakaroon ng maraming pagkakamali sa usaping ito ay ang pananaw ng mga tao na ang paggawa ng paghukom at ang paghahanap ng paghukom ay iisa lamang. Samantalang sa realidad, ito ay may iba't ibang anyo (o mukha)."

"At kabilang sa mga anyo nito ay kapag may permanenteng batas na ipinatutupad na sumasalungat sa mga batas ni Allāh (سبحانه و تعالى). Ang batas na ito – dahil ginawa itong isang batas na ipatutupad sa mga tao – ay Kufr (kawalang-paniniwala), at ang gumawa ng batas na ito ay isang Kafir (di-mananampalataya)."

"At ang kanyang Kufr ay malinaw at hayag, sapagkat ginawa niya ang kanyang sarili bilang isang Tāghūt, at iniutos niya sa mga tao na sambahin siya sa pamamagitan ng pagsunod sa kanya [sa mga bagay na labag sa Shari'ah], habang siya ay nasisiyahan sa mga ito (ibig sabihin, sa pagpapatupad ng mga batas na ito)."

"At may mga humahatol (namamahala) din sa pamamagitan ng nabanggit na mga gawa-gawang batas ng tao; ito ang pangalawang anyo. Kaya't ang mambabatas ay isang anyo, ang humahatol ayon sa batas ay isa pang anyo, ang humihingi ng paghukom batay sa batas na ito ay isa ring anyo, at ang ikaapat na anyo ay ang mga

taong mula sa mga bansa na tumatanggap at nag-aampon ng batas na ito. Kaya’t may apat tayong anyo [kaugnay sa usaping ito].”

“Ang mambabatas (Legislator), at ang mga sumusunod sa kanya sa paggawa ng halal na haram (at kabaliktaran) na sumasalungat sa Shariʻah ni Allāh – ay Kafir, at ang sumusunod sa kanya ay ginawang diyos ang taong iyon bukod kay Allāh (ibig sabihin, Kafir rin).”

KOMENTARYONG BINUO NI NUR AD-DEEN

Ang mga siping ito ay nagpapaliwanag tungkol sa bigat ng paggawa at pagpapatupad ng mga batas na salungat sa Batas ni Allāh (Shariʻah). Sa madaling salita, may apat na kategorya ng kasalanan o Kufr pagdating sa sistemang hindi Shariʻah:

1. Yung gumagawa ng batas (Legislator) – Kapag isang tao o grupo (tulad ngmambabatas o kongreso) ay gumawa ng batas na salungat sa batas ni Allāh, siya ay tinuturing na Kafir dahil itinaas niya ang sarili bilang “tagapagbatas” sa halip na si Allāh lamang.

2. Yung humahatol gamit ang batas na ito (Judge or Official) – Kapag ang isang hukom o opisyal ay gumagamit ng mga gawa-gawang batas ng tao at hindi Shariʻah, siya rin ay kasangkot sa Kufr.

3. Yung humihingi ng paghukom gamit ang batas na ito (Citizen or Litigant) – Kapag isang tao ay dumulog sa sekular na korte para maghanap ng hustisya (imbes na sa Shariʻah), siya rin ay bahagi ng kasalanan maliban kung siya ay napilit at walang ibang daan.

4. Yung mga taong tumatanggap sa batas na ito bilang pamahalaan (Publicacceptance) – Kapag ang buong bayan o bansa ay tinanggap ang batas ng tao bilang ipatutupad sa kanila sa halip na Shariʻah, ito ay kolektibong pagtalikod sa Batas ni Allāh.

PANG-ARAW-ARAW NA HALIMBAWA SA KONTEKSTO NG PILIPINAS:

Kapag ang kongreso ay nagpapasa ng batas na nagpapahintulot sa divorce, same-sex marriage, o interest-based banking, ito ay isang uri ng tashrīʻ (paglalagay ng batas bukod kay Allāh) – isang malaking kasalanan.

Ang mga opisyal na nagpapatupad ng batas na ito, o mga taong humahanap ng hustisya batay dito sa halip na sa Shariʻah, ay may bahagi rin sa kasalanan, maliban kung may pilitan o wala silang pagpipilian. Ito ay kufr akbar at hindi mahalaga kung ang taong sangkot dito ay nag-aangking Muslim, nagsasalah, mujahid o isang kilalang alim.

NAWA'Y TANGGAPIN NI ALLAH ANG MAIKLING ARTIKULO NA ITO BILANG TANGING PARA SA KANYA LAMANG. KAPAYAAN AT PAGPAPALA PARA SA KANYANG SUGO, MGA PAMILYA NIYA AT MGA KASAMAHAN AMEEN.

BINUO NI NUR AD-DEEN